OCTOBER 2011

FILIPINO MAGAZINE

PO NATIN !

# PAG-USAPAN

ISSUE 39

مجلة لنتحاور ملحق مجلة البشرى باللغة الفلبينية - العدد التاسع والثلاثون

IPINAMIMIGAY NG LIBRE

## ANG AKALA NILA

المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center
UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN ... لنتعارف



# LIBRENG PAG-AARAL NG ARABIK PARA SA MGA PILIPINO

(With Certificate)



## For reservation and registration

Tawag lang sa 24712574 or 24756796

Extention 102 sa mga lalaki, Extention 116 sa mga babae

Office Hours: Sundays to Fridays, Morning 8:00– 1:00, Evening 4:30 – 8:30

KPCCenter is Closed on Saturdays

## ARABIC CLASS 2011 – 2012 SCHEDULE OF CLASSES & REGISTRATION

| BATCH | REGISTRATION PERIOD | DURATION OF CLASSES |
|---|---|---|
| 1st Batch | January 1 - 31, 2011 | February - May 2011 |
| 2nd Batch | May 1 - 31, 2011 | June - September 2011 |
| 3rd Batch | October 1 - 31, 2011 | November 2011 - February 2012 |

Mag-aral Bumasa at Sumulat ng Arabik sa Loob Lamang ng Apat na Buwan

# LEARN AutoCAD

**2D & 3D**

**Professionally with Projects**

**Just in 3 Months**



SPECIAL PROMO **35 KD** Monthly

**Tel.: 22467301**
**99302850**

Kuwait City - Panasonic Tower, 8th Floor

# Laptop FREE Service

Tune up for high speed
Virus Related & Hang-up Problems
Slow Respond in start-up
Over heating solution
Organizing Windows Setup



Ito ay handog ng CITC para sa mga **Pinoy**. Ang handog na ito ay magtatapos sa darating na pasko (Dec. 25, 2011)

Gupitin ang coupon na ito at ito ang iyong isusumite para maka-avail ng **libreng serbisyo**.

CITC, Kuwait City, Panasonic Tower, 8th Floor

**66001263 - 22403408**

KPCC Sentrong Pangkultura

# facebook®

facebook.com/kpccenter




**A great opportunity for undergraduates**

# EARN ONLINE BACHELOR DEGREE

**From CHED accredited University in Philippines**

**Bachelor of Science in Business Administration**



- Major in Marketing
- Major in Management

Online Study, No Regular Classes Required

**Registration on going**

**ICSA - Panasonic Tower, 8th Floor**

 **22467301**  **99302850**




Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, magpadala ng e-mail sa:*

pagusapan@gmail.com


FILIPINO MAGAZINE
PAG-USAPAN
PO NATIN !

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ullessis F. Abaya
Columnists:
Joselito Tabing
Joshua Barbas
Abdul Qadir Laja
Issa Mohammad Tragua
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Wahibie Tamama
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Mailyn Rodriguez
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Review and Approval Committee
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Bro. Ahmad Yusuf Abaya
Usta. Halima Mantawil

Designer
Nader Bellal
PUBLISHED BY
KPC Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director
Ust. Marouf Baraguir Ali
Head, Men Section
Usta. Halima Mantawil
Head, Women Section




BUHAY OFW

Dear Kuya Eli...

# HAY BUHAY SAUDI TALAGA



Ullessis Abaya
ullessis@yahoo.com

*Akala ng mga tao na nasa Pilipinas kapag nasa Saudi ka, akala nila madami ka ng pera ng langis. Ang totoo, madami kang utang, dahil credit card lahat ang gamit mo sa pagbili mo ng mga gamit mo. Kailangan mo gumamit ng credit card kasi naubus na ang cash pinadala sa pinas, kase pag hindi ka nagpadala, iisipin nila nakalimutan mo na sila. Akala nila mayaman ka at marami kang pera kasi buwan-buwan libo-libo padala mo walang palya at kapag pumalya iisipin nila baka nagbisyo ka na o may sinusustentuhang iba. Hindi nila alam food allowance na lang ang natitira sayo at pag kinulang pa umuutang pa at lista muna sa malapit na bakala.*

*Pag may okasyon sa pinas, birthday, fiesta, anniversary, pasko, new year, at iba pa, padala ka agad panghanda, sarap ng kainan nila, di nila alam ikaw tiyaga sa budget meal, kapsa, noodles o de lata at itlog na nakakabutlig na ng balat, hay naku!*

*Akala ni Tatay, Nanay, Ate, Kuya, anak, mga pamangkin at iba pa, namumulot ka ng pera sa Saudi, kada may problema text kaagad, kumusta sa una sa bandang huli kelangan na ng pera! Hay naku… nakaka-alergic na ang text sa roaming puro gastos… minsan padala ka pa ng load! Load mo nga utang pa sa Pana! Hay naku bakit ba nauso pa yan, dagdag gastos lang talaga at pag di ka pa reply aawayin ka pa!*

*Akala nila masarap maging OFW at tinatawag na bagong bayani…. naku mas masarap pa yong nasa pinas na sa katas ni bagong bayani ay syang umaani! Utang sa Saudi lalong dumarami.*

*Akala nila masarap sa Saudi, di nila alam di ka na nga makauwi kasi roundtrip tiket kina-cash pa mapadala lang at ibayad sa utang.*

*Akala nila sosyal ka na, kulay ng buhok mo uso pa at naka-highlight pa, di nila alam buhok mo namumuti na sa stress at problema at pag minalas pa nalalagas pa!*

*Akala nila masarap sa Saudi kasi pag-uwi mo mestiso ka, maputi at mamula-mula ang balat mo, di nila alam babad ka sa opisina at kulong sa bahay mo dahil no choice ka, mga kapit bahay mo di mo kaano-ano, walang paki-alaman at kung lalabas ka sunog ang balat mo, init ng araw sobra!*

*Akala nila mayaman ka na kase may kotse ka na. Di nila alam hulugan pa ito! Ang totoo, kapag hindi ka bumili ng kotse sa saudi maglalakad ka ng milya-milya sa ilalim ng init ng araw o kaya sa winter na kasama ang asawa mong naka abaya at nakatarha. O kaya naman tiyaga kang mag–abang ng Saptco o Coaster na ubod ng babaho ng mga pasahero at pagbaba mo amoy putok ka na rin, grabe! Walang jeepney, tricycle o padyak sa saudi ... madami mga [ibang lahi] na driver na ubod ng baho, pag minalas ka, rapist pa!*

*Akala nila masarap ang buhay dito sa saudi. Ang totoo, puro ka trabaho kase pag di ka nagtrabaho, terminated ka, gagawan ka ng kwento ng kapwa mo pilipino! Hindi ka na pwedeng tumambay sa kapitbahay kase baka mamotawa ka pag kasama mo ang syota mo, pero madami pading matatalinong matsing ang nakakalusot, nagpapagawa ng fake na papel para kunwari kasal, ah letse mga imoral!!*

*Akala nila masaya ka kase nagpadala ka ng picture mo sa Redsand, hidden valley, faisaliah mall, riyadh zoo, corniche, obhur at iba pang attractions. Ang totoo, kailangan mo ngumiti kase minsan minsan ka*

*lang makakapicture, bawal kasi basta basta kumuha ng picture dito makukulong ka.*

*Akala nila malaki na ang kinikita mo kase riyal na sweldo mo. Ang totoo, medyo malaki pagpinalit mo ng peso, pero riyal din ang gastos mo sa saudi. Ibig sabihin ang riyal mong kinita sa presyong riyal mo din gagastusin.*

*Ang P15.00 na sardinas sa Pilipinas SAR3.00 sa Saudi , ang isang pakete ng sigarilyo sa pilipinas P40.00, sa Saudi SAR 6.50, alangan namang puro cafeteria food ang kakainin mo aba mamatay ka sa highblood o hepa nyan, kasi nga umaapaw na sa mantika madumi pa! Mga kadiri, kaya lang pag naubusan ka ng pera no choice, you have to take the risk .*

*Akala nila buhay milyonaryo ka na kase ang ganda ng bahay at kotse mo. Nag pa-lypo kay calayan at nagparetoke kay vicky belo. Ang totoo nag loan ka lang sa saab, samba o Riyadh bank na huhulugan mo ng limang taon. Ibig sabihin, alipin ka ng bahay at kotse mo at ng luho mo at ng bansang ito!! kasi nga magloan ba naman dahil sa luho, bwahahaha!*

*Madaming naghahangad na makarating sa Saudi. Lalo na mga nurses at mga medsec at eto pa pati cleaners, mahirap maging normal na manggagawa sa Pilipinas. Madalas pagod ka sa trabaho. Pag dating ng sweldo mo, kulang pa sa pagkain mo. Pero ganun din sa ibang bansa katulad lalo na kaya sa Saudi wala kang outlet ng stress mo! kasi madaming bawal!!! .*

*Hindi ibig sabihin riyal na ang sweldo mo, yayaman ka na, kailangan mo ding magbanat ng buto para mabuhay ka sa ibang bansa. Isang malaking sakripisyo ang pag alis mo sa bansang pinagsilangan at malungkot iwanan ang mga mahal mo sa buhay. Hindi pinupulot ang pera dito o pinipitas o iniigib. Hindi ako naninira ng pangarap, gusto ko lang buksan ang bintana ng katotohanan. Mahirap mangibang bayan… sino ba ang may kasalanan na iwan sariling bayan? Manilbihan sa dayuhan at malayo sa pamilya ay may kahirapan? Hangga't may pinay DH na nangingibang bayan na simbolo ng ating kahirapan, kawawang bayan ni Juan patuloy na mapag-iiwanan. Kaya ikaw Juan mag-iwan ka ng pera para sayo, para sa kinabukasan mo .*

*[Kwento ng Pinoy sa Calauag]*

*Sa mga gustong magbahagi ng mga karanasan sa buhay habang nasa abroad, ipadala lang po sa BUHAY OFW Dear Kuya Eli, ullessis@yahoo.com o sa txt, tel. 55539031*

*Dear Kuya Eli,*

*Congratulation sa sa inyong lahat na bumubuo ng PAG USAPAN natin!!! Bilang pagsuporta sa inyo, nais kong mag share ng mga buhay buhay ng mga kababayaan nating OFW…*

*Nais ko sanang ibahagi ang di magandang karanasan ng ating kababayan dito sa Kuwait at itago na lamang natin sya sa pangalang Juan. Si Juan at ang kanyang best friend ay 5-taon ng magkasama sa trabaho. Si best friend ay nangailangan ng pera at inilapit ni Juan sa kanyang kakilalang pinay na meron pautangang five six, sa madaling salita si best friend ay nakautang kay Madam Pinay sa pamamagitan ni Juan. Ang siste nagbakasyun si best friend at hindi na bumalik ng kuwait.*

*Eto na ang drama! Si Juan ngaun ang iniipit ni Madam Pinay sa utang ni Best Friend dahil si Juan daw ang nagdala rito kay Madam Pinay, Naku! Ang pobreng Juan na isyuhan pa ng "TRAVEL BAN" kahit walang pirmahan naganap na si JUAN ay tumatayong "Guarantor", dahil ito palang si Madam Pinay eh meron asawang nagtratrabaho sa Gobyerno. Kawawang Juan tumulong na! Naipit pa!*

*[E-mail mula kay R. L. C. ng Kuwait]*

*Dear Kuya Eli,*

*Isa akong OFW dito sa Kuwait, 40 years old, may 5 anak umaasa sa akin. Year 2006 firstimer ako iniwan ko mga anak ko sa aking asawa. Buong sahod ko pinapadala ko lahat at nakakautang pa sa mga kasama dito. After 6 months, December, nakatanggap ako ng txt, sabi mommy di na kami makasali sa lahat ng activities sa school wala kasi pera. Kapapadala ko pa lang wala na! Nagtataka ako Kuya Eli, nalaman ko di na pala nag trabaho asawa ko, nalululong sa sugal. Padala pa rin ako kasi nag-aaral lahat ng anak ko, kawawa naman, baka naman magtino asawa ko. Last week ng February 2007 hiniram niya motor panghanapbuhay ng tatay ko, di na siya nakabalik, nawala na naglaho, kaya pala nasangla na ng 10,000 motor at napatalo sa sugal at nakuha pa niya pang tuition ng mga anak ko, that time top 2 ang anak ko sa lahat ng 1st year students in college, tanggal siya sa top, di na nakatuition. Tatay ko na stroke, patay kalahati ng katawan niya, di na siya nakabawi, 1 month nakaratay at namatay noong April 2007. Ang lahat dahil sa kagagawan ng asawa ko. Nagtiis ako ng hirap dito sa Kuwait at patuloy na nakipagsapalaran at patuloy na mabuhay. Taon 2009 umuwi ako at nakabalik muli 2010 March.*

*[SMS txt message mula sa isang Kabayan sa Kuwait]*

# Panulaang Filipino


Armineonila "Asriyah" M.

*Armineonila "Asriyah" M. is a Filipina poet, mixed-media artist, columnist and cartoonist who is currently based in Kuwait. She has been a feature story writer and opinion writer in English on Kuwait Times Daily and Friday Times since 2005. Presently, she is writing her weekly column in the Filipino language titled "Kikay's Ukay-ukay" and submitting weekly comic strips titled "Pat en Tero" in Filipino Panorama, Kuwait Times. While currently working on her collection of poems on migrant workers, she is experimenting on tribal arts and calligraphy.*

## Katugma

*Ni Armineonila "Asriyah" M.*

*Sinadya ng isipang*
*hagilapin ka*
*dito sa pahina*
*ng alaala't*
*nagbabakasakaling*
*masilip man lamang*
*ang pabaon mong hagikhik*
*na binuhay ng pasalubong*
*kong robot,*
*habang kalung-kalong*
*ang munti mong anyo,*
*paang pumapadyak*
*sa bagong istroler*
*na tanging palamuti'y*
*malaya mong sigla.*

*Dito tayo nagtagpo – sa pahina –*
*sa tuwing sinusuyo*
*ng isip*
*ang mukha mong anghel*
*at kumakaway*
*na liwanag*
*ng iyong mga mata;*
*biyayang langit, ikaw,*
*ang kahulugan*
*ng aking paglalakbay;*
*at dahil dito*
*sa pahina*
*muli kang nahagkan,*
*sabay na hihimayin*
*ang ating pangarap.*

*Matulin mong padyak, anak,*
*ang katugma nitong hakbang*
*na iyong tinatahak.*

*(Oktubre 2011)*

## This Pen is Heart

*By Armineonila "Asriyah" M.*

*i followed your footsteps,*
*your discourse fills my pen,*
*my smiles and cries*
*run threaded lines,*
*no literary fashion*
*shall bequeath this passion,*
*shall instruct me to serve you,*
*no remittance travails you;*
*this pen must beat,*
*this pen shall weep,*
*this pen is heart*
*(a heart of pen),*
*the heart, the whim,*
*a battle penned, a win;*
*stranger is companion,*
*in oblivion, and compassion,*
*though an alien is a soul*
*it thrives a deeper goal*
*to love this earth,*
*through death, or birth;*
*xenophobia slips unknowingly,*
*critics be filtered accordingly.*

*(October 2011)*

## Dilig sa Lupa

*(tula sa mga biktima ng masaker)*

*Minsan ay may lupang nalunod*
*sa dilig ng salbaheng panganod,*
*pitong dahon na'ng inanod*
*bumakat ang bahang sumugod.*

*Minsa'y may lupang dinikdik, dinurog*
*ng ngitngit nitong armadong hamog*
*kalbaryong ngayo'y inuuod*
*sa hardin na ngayo'y puntod.*

*Minsa'y may kamay na dumukot*
*sa mga kalul'wang talulot,*
*hinablot nang walang pahintulot*
*nilibing sa himlayang bangungot.*

*Minsa'y nandilim ang langit*
*at sa lupa'y biglang nagngalit,*
*hinugasan ng dugo at dalit*
*ang ngiti ng lipi'y pinunit.*

*Minsan mga mata'y ipiniring*
*ng katarungang pinipuwing,*
*bumulong sa tengang may tabing*
*sa buwayang bibig nahumaling.*

*Minsa'y mga damo'y lumuhod,*
*pagsumamo'y sa bala isinahod,*
*kandila ay lumuha't napagod,*
*nagmitsa sa lupang natutulog.*

*(Hunyo 2010)*



# “GIVE BLOOD, SAVE LIVES”

*Ito ang tema sa proyekto ng TROPA(True Overseas Pinoy Association) sa Blood Donation na isinagawa noong Biyernes, October 7, 2011, sa Kuwait Blood Bank, Jabriya. Matagumpay na idinaos ang proyetong ito sa pangunguna ni Mr. Ghala De Jesus(TROPA Founder/President) kasama sina Mr. Carlito G. Galaus(Vice-President), Mr. Celso Panganiban(P.R.O.), Mr. Domingo Onilongo(Treasurer), Mr. Teddy Floresca(Asst. Treasurer), Mr. Godofredo Matildo Jr.(Auditor), at Mr. Roque Saycon(Asst. Auditor). Nagkaisa ang mahigit apatnapong (40) miyembro kasama ang kanilang mga kaibigan at pamilya upang maisakatuparan ang nasabing proyekto. Ang layunin ay upang makatulong sa mga Pilipinong walang kakayahang maghanap ng blood donors para sa kanilang mga mahal sa buhay na nangangailangan ng dugo. Makikita sa mga larawan ang kasiyahan ng bawat isa na makapagbigay ng kanilang dugo bilang tulong sa mga nangangailngan. Napatunayan sa proyektong ito na hindi lamang salapi o pinansiyal ang kayang ibigay ng bawat isa kundi pati ang kanilang sariling dugo na maaaring dahilan upang mapahaba pa ang buhay ng ating mga kababayan. Sa mga nakisali at dumalo sa proyektong ito, ang pamunuan ng TROPA ay lubos na nagpapasalamat sa inyo lahat. Naway maging halimbawa ang bawat isa sa atin upang makatulong sa ating mga kababayan ng walang kapalit. Ang TROPA ay nagpapasalamat din sa pamunuan ng Kuwait Blood Bank sa Jabriya, at kay Ginoong Raffy Lacno at sa kanyang butihing maybahay sa pagbibigay ng suporta sa proyektong ito. Hanggang sa susunod na taon, magkitakita po tayong muli. Mabuhay ang mga Filipino! MABUHAY ANG SAMAHANG TROPA!*

# ANG IGLESIA NI CRISTO

*Ang Iglesia ni Cristo ay isang independyenteng relihiyosong organisasyon na nagmula sa Pilipinas. Nananampalataya ang organisasyong ito na sila ang tunay na iglesia na tinatag ni Hesus noong unang siglo na natalikod sa tunay na aral; at muling bumangon sa Pilipinas sa bisa ng hula ng Biblia sa pamamagitan ni Felix Manalo. Sa kanyang pagsasaliksik sa katotohanan mula pagkabata, si Felix Manalo ay nagpalipat-lipat sa iba't ibang samahang pangrelihiyon. Naging bihasa siya sa mga turo ng kanyang nasamahang relihiyon subalit sa bawat isa ay mayroon siyang nakitang mga kakulangan. Sa ganitong pagkabigo ay sinubukan din niya ang mga samahang ateista at agnostiko, subalit maging ang mga ito ay hindi napunan ang kaniyang pangangailangang espiritual. Isang araw, gamit ang mga panitikang naipon niya mula sa mga relihiyong kanyang nasamahan, at dala maging ang bibliya, siya ay nagkulong sa isang silid at doon sinimulan niya ang pangsariling pagsasaliksik sa tunay na relihiyon. Siya ay nagkakaroon ng kongklusyon na " ang mga nagsasalungatang doktrina ng iba't ibang grupong Kristiyano ay maaaring malulutas lamang sa pamamagitan ng isang sariwang pagsusuri ng Bibliya mula sa isang hindi kanluraning pananaw." Pagkatapos ng tatlong araw at gabi, lumabas siya dala ang mga aral na siyang magiging saligan ng mga turo ng Iglesia ni Cristo. Nagsimula ang INC sa kakaunting kaanib nuong Hulyo 27, 1914 sa Punta, Santa Ana, Maynila, na ang punong ministro ay si Manalo. Ipinalaganap ni Manalo ang kanyang mensahe sa kanyang pook at unti unti niyang napalaki ang Iglesya. Ipinagwalang bahala ito ng Iglesya Katolika sa paniniwalang ito ay lalagpak. Inakala nila na ang paglaki ng Iglesya ay dahil lamang sa ito ay isang bagong bagay, gaya ng Protestantismo. Naniwala sila na hindi makakatindig si Manalo sa mataas na uri ng kaalamang pangteologo ng Katoliko. Subalit nagpatuloy ang paglaki ng Iglesya maging sa gitna ng Ikalawang Digmaang Pandaigdig. Nuong 2005, pormal na kinilala ng Iglesya Katolika ang pag-iral ng Iglesya ni Cristo at binansagan ito na isa sa mga lumitaw na may kapanyarihang pangkating pagrelihiyon. Malayo na ang narating ng Iglesya mula ng kanyang pagkatatag. Ngayon, ang mga ministro ang Iglesya ay kasing bihasa na ng kahit aling mangangaral Kristiano, at kayang makipagmatwiranan sa banal na kasulatan maging sa orihinal na Griego. Nang lumalaki na*

*ang bilang ng organisasyon, humirang siya ng mga delegado para magpakilala ng turo ng Iglesia ni Cristo sa ibat ibang lupain, kabilang na ang mga nasa labas ng bansa. Noong namatay si Felix Manalo, taong 1963, ang kaniyang anak na si Eraño Manalo naman ang siyang humalili bilang "executive minister" o Tagapamahalang Pangkalahatan at si Eduardo V. Manalo naman ang "deputy executive minister" o Pangalawang Tagapamahalang Pangkalahatan.*

*ANG PAGSAPI SA INC. Ito ay ibinibigay sa pamamagitan ng bautismo. Ang sinuman na gustong mabautismuhan ay dapat munang sumailalim sa mga pang-doktrinang pag-aaral ng Bibliya, kung saan itinuturo ang dalawampu't anim na doktrina, matapos nito ay susubukin sila sa mga pagsamba na inaabot ng anim na buwan o mahigit pa kung hindi tuloy-tuloy. Kung ang aanib ay nagpasya na at tiyak nang sumasampalataya sa mga doktrina ay saka lamang sila tatanggap ng banal na bautismo. Kapag siya ay nakarehistro na sa kanilang lokal, sya ay binibigyan ng tarheta kung saan ay dapat itaob tuwing sasamba. Sa Estados Unidos, meron tatlong karagdagang aral na itinuturo na karamihan ay naglalaman ng impormasyon ukol sa bahay sambahan at ang pagsisimula nito sa Pilipinas. Ang mga aral na ito ay nasa aklat na pinamagatang Fundamental Beliefs of the Iglesia ni Cristo na isinulat ni Eraño G. Manalo. Ang libro ay ibinibigay sa mga ministro, ebanhelikal na mangagawa, at mga estudyanteng ministro ng INC. Bawat aral ay madalas na nagtatagal ng kalahati hanggang isang oras. Matapos na marinig ang lahat ng aral, ang mga bagong aanib ay pumapasok sa probisyonaryong period kung saan sila ay obligado na lumahok sa labing limang prayer meeting o panata na ginaganap isang beses sa isang linggo. Dito ay itinuturo sa kanila ang pananalangin at sila ay ginagabayan habang isinasa-ayon nila ang kanilang pamumuhay sa INC. Dahil kailangan ng sapat na pagkaka-intindi bago sila mabautismuhan sa INC, ang minimum na antas ng edad para lumahok sa bautismo ay labing dalawang taong gulang o kung siya ay nasa ika-anim na baitang. Para sa mga bagong panganak na sanggol, sila ay "inihahandog" habang ginaganap ang pagsamba. Ang pag-hahandog ng sanggol sa INC ay idinadaan sa pananalangin na pinamumunuan ng isang ministro.*

*PAGTITIWALAG. Ang mga myembro na hindi sumusunod sa mga doktrinang itinuturo ng INC ay pinagsasabihan. Kapag nagpatuloy ang paglabag, sila ay itinitiwalag sa pagiging miyembro. Merong mga paglabag na tulad ng pagkain ng dugo o pagpapakasal sa mga hindi myembro ng INC ay maaaring magdulot ng mandatory na pagtanggal kapag napatunayan sa unang pagkakasala.*

*MGA PINANINIWALAAN. Ang Iglesia Ni Cristo ay ang tanging tunay na iglesya ni Jesu-Cristo na ibinabalik sa pamamagitan ni Felix Manalo, at si Jesu-Cristo bilang tagapagtatag ng Iglesia. Ang kanyang pagtayo muli ay pagpapakita bilang hudyat sa kataposan ng panahon. Ang pagkakatatag nito noong Hulyo 27, 1914 ay sumasabay sa simula ng World War I. Ang iglesia ay tumalikod sa tunay na katuruan noong una o ikaapat na siglo dahil sa mga maling aral, at ang iglesiang tumalikod sa tunay na aral ay ang Iglesia Romana Katolika. Mababasa sa Bibliya, "Huwag kang matakot, sapagka't ako'y sumasaiyo: aking dadalhin ang iyong lahi mula sa silanganan, at pipisanin kita mula sa kalunuran (Isaias 43:5) Ang Iglesia Ni Cristo ay ang katuparan ng mga talatang ito habang ang "silangan" ay tumutukoy sa Pilipinas kung saan ang INC ay itinatag. Ang mga miyembro nito ay bumubuo ng mga "pinili ng Diyos" at walang matutunghayang kaligtasan sa labas ng INC. Ang pananampalataya lamang ay hindi sapat para sa kaligtasan. Ang opisyal na pangalan ng tunay na iglesia ay "Iglesia ni Cristo". Ang dalawang talata sa bibliya bilang suporta nito ay ang Roma 16:16 " Mangagbatian kayo ng banal na halik. Binabati kayo ng lahat ng mga iglesia ni Cristo." At ang salin ng George Lamsa ng Gawa 20:28: "Ingatan ninyo ang inyong sarili, at ang buong kawan … upang pakanin ninyo ang iglesia ni Cristo na binili niya ng kaniyang sariling dugo." Ang biblia ay walang pagkakamali, kung saan ang tanging autorisasyon ay nagmumula. Ang Diyos Ama ay ang tanging tunay na Diyos, na ang Diyos ay makapangyarihan, at nilikha niya lahat, kabilang si*

*Jesus Kristo, ang Anak. Ang Banal na Espiritu ay ang kapangyarihan na ipinadala ng Diyos sa pangalan ni Jesus. Ang Banal na Espiritu ay nasa mga ministro na INC na nagbibigay sa kanila ng eksklusibong kakayahan sa pag-uunawa ng tamang kahulugan ng Biblia. Ang doktrina ng trinidad ay isang maling pananampalataya at ang posisyon ito ay pinatutunayan ni Jesu-Cristo at ng mga apostol. Si Hesus Kristo ay ang tagapamagitan ng Diyos Ama at ng sangkatauhan, at siya ay nilikha ng Diyos Ama. Siya ay inilaan ng Diyos bilang dalisay, wagas at walang kasalanan, at iginawad sa kanya ang mga pamagat na "Panginoon" at "Anak ng Diyos". Si Jesus ang pinakamataas sa mga nilikha ng Diyos, ngunit hindi diyos. Si Felix Manalo ang nagbalik ng Iglesya ni Cristo sa dating anyo nito, at siya ang "huling sugo ng Diyos".*

*Ang mga panahon ay nahahati sa tatlong yugto: ang panahon ng mga patriyarka (mula sa paglikha hanggang sa kapanganakan ni Moises), ang panahon ng mga propeta (mula sa kapanganakan ng Moses hanggang sa kapanganakan ni Jesus), at ang Kristiyanong kapanahonan (mula sa kapanganakan ni Jesus hanggang sa Huling Paghuhukom). Si Manalo ang huling sugo ng Diyos sa panahon ng mga Kristiyano. Siya ay ang "anghel mula sa silangan", na binanggit sa Apocalipsis 7:1-3 kung saan sinimulan niya ang INC kasabay sa taon ng sumabog ang Unang Digmaang Pandaigdig. Ito na ang panahon ng pagtatapos (Isa. 41:9-10; 43:5-6) na ang oras ng katapusan ng mundo ay malapit na, at nasa mga pintoan na (Mt. 24 : 3, 33), na nagsimula sa pagsilakbo ng isang digmaang may global na sukat (Mt. 24:6-7) na si Felix Manalo ay mula sa Pilipinas, ang 'sentro' ng malayong Silangan. Si Manalo din katuparan ng ilang mga talata ng Isaias at ng iba pang mga aklat ng Bibliya. Si Manalo ang may pamagat na ang "ibong mangdaragit mula sa silanganan " (Isa. 46:11), "uod na Jacob" (Ps. 22:6-7), "isang pastor" (Juan 10:06) at "ang huling Elias" (Mt.17 :10-11; Mal.4: 5). Dahil itinatag niya ang INC, siya ang chief administrator, punong teologo at espirituwal na lider ng iglesia. Siya ay ang tunay na may kapangyarihan sa lahat ng aspeto ng iglesya, at "ang nauunang may awtorisadong pang-Bibliya para sa sangkatauhan at ang itinalagang lider ng isang Iglesya ni Kristo na itinayong muli sa modernong mundo." Kapag ang isang tao ay namatay, ang kanyang katawan at kaluluwa ay parehong mamatay at pupunta sa libingan kung saan parehong mananatili doon hanggang sa ikalawang pagdating ni Cristo. Sa kanyang pagbabalik, lahat ng mga patay na mga kasapi ng Iglesia Ni Cristo ay mabubuhay muli upang sumama sa mga buhay na mga miyembro ng INC. Sila ay gagantimpalaan sa pamamagitan ng pananatili sa Banal na Siyudad kasama ng Diyos Ama at si Cristo. Pagkatapos ng 1,000 taon, ang pangalawang muling pagkabuhay ay magaganap, at ang mga di-miyembro ng iglesiay ay makakaranas ng ikalawang kamatayan at itatapon sa Lawang Apoy.*





# PINOY RECIPE

*Ni Sis. Um Ismael*

(Iba't Ibang Luto ng Isda at Lamang-Dagat)

## KINILAW NA TINIGI (TANGGINGGI)

Mga Sangkap:

½ kilong gilit na tanigi

1 sibuyas

1 siling pula

suka

katas ng kalamansi

siling berde

kapirasong luya

pamintang buo

asin

pamintang puti

Paraan ng Pagluluto:

1. Putul-putulin ang isda sa pansubong laki at ilagay sa mababaw na plato.
2. Buhusan ng suka at katas ng kalamansi. Ibabad nang dalawang oras.
3. Alisin ang isda, pigain ang sobrang suka at ilagay sa malukom na lalagyan.
4. Hiwain ang sibuyas, sili at luya nang pahaba.
5. Durugin ang paminta at isabog lahat sa isda.
6. Ibalik ang suka, at lagyan ng asin at puting paminta nang ayon sa panlasa.
7. Haluing mabuti.

(Iba't Ibang Luto ng Isda at Lamang-Dagat)

## SARSIYADONG BANGOS

Mga Sangkap:

1 bangos (1/2 kilo)

2 sibuyas

4 kamatis

2 butil na bawang

asin

atsuwete

Paraan ng Pagluluto:

1. Linisin ang bangos, gilitin at asinan.
2. Hiwain nang pino ang kamatis at sibuyas.
3. Igisa ang bawang , kamatis at sibuyas.
4. Papulahin sa katas ng atsuwete.
5. Iprito ang bangos at ihulog sa sarsa.
6. Bayaang kumulo nang ilang sandali bago tik-man kung timplado na sa asin.




# Pinoy Slang

by Wilfred P. Gabol, email:will@icsa.us

Nakarinig ka na ba ng Pinoy slang? Ito ay ang salitang kalye, salitang kanto, o salitang balbal. Ito ang tinatawag na "slang words" sa English. Karamihan sa mga kabataang Pinoy ngayon ay mahilig gumawa ng iba't ibang salitang balbal, at minsan pati na rin tayong mga may edad na, sapagkat kung ating idaan sa positibong paningin, feeling "bagets" pa kasi. Ngunit ano nga ba ang ibig sabihin ng "Salitang Kalye"?

Ayon sa aking pananaliksik, ito ay mga termino o mga parirala, hiram man o orihinal, na ginagamit ng mga commoners or less educated people, na kung saan binago ang anyo ng salita para tumugma ayon sa gamit. Pero dahil sa pagbabago ng panahon, unti-unti na rin nating natatanggap at nagagamit ang mga salitang ito. Kaya't mapa-propesyonal man o hindi, nakakagawian na rin nating gamitin ito. In general, tayong mga Pinoy ay gumagamit ng salitang balbal to add spice to our spoken language. Ilan sa ating Tagalog slang words ay hindi nagtatagal, sumusunod sa uso. Karaniwan kapag tumatagal ito ay depende sa kung saan ito nagsimula, halimbawa sa mga telebisyon o radio shows, at kung gaano ito kadalas gamitin.

Ngunit ang mga ito ay hindi basta-basta na lamang ginagamit. Syempre, hindi pweding gamitin ang mga salitang balbal sa mga business meetings at mga professional gatherings; sa loob ng opisina, o sa loob ng paaralan. Sa maikling salita, ito rin ay may limitasyon.

Madalas ang Tagalog slang words ay nanggagaling sa Tagalog words din. Ilan sa mga ito ay gamit ang una at huling mga syllables at bibigkasin pabaligtad. Halimbawa, ang YOSI ay galing sa SIGARILYO, na kung saan ang una at huling syllables ay magkasama sa pabaligtad na anyo. Ang iba naman ay galing sa huling dalawang syllables gaya ng UTOL na ang ibig sabihin ay kapatid, lalaki man o babae, at ito ay galing sa KAPUTOL, na ang ibig sabihin ay nagmula sa parehong sangay o pareho ang pinagmulan. Ang KANO ay galing sa salitang AMERIKANO. Ilan din sa mga Tagalog slang words ay

nabaligtad lang mula sa tamang salita. Halimbawa ang ASTIG ay galing sa TIGAS, na ibig sabihin ay isang mahigpit na tao o maton. Ang GASMATI ay galing sa MATIGAS, na ibig sabihin ay taong matigas ang ulo. Ang TSEKOT para sa sasakyan, galing sa KOTSE, habang GOLI para sa LIGO. Ang nakakatuwa nito ay ilan din sa ginagamit nating Tagalog slang words ay galing sa English phrases or words na kung saan parehong binaligtad lang ang syllables. Ang GOLETS ay galing sa English words na “let’s go”. Meron ding mga tagalog slang words na English pero iba ang ibig sabihin. Ang ZOMBIE ay isang taong mahilig o matakaw kumain. Ang ZEROX ay kahawig. Ang CONFERENCE ROOM ay palikuran o banyo, malamang dahil sa “C.R.” na common acronym ng mga Pinoy para sa comfort room. Ang CHEAP HEAD ay isang taong baliw o ignorante, habang CAULIFLOWER para sa hemmoroids. Ang CHAPTER ay para sa luma o tapos na pangyayari. Ang TOXIC ay para sa isang taong busy o may maraming ginagawa.

Mayroon ding Tagalog slang para sa isang taong nakagamit ng bawal na gamut. Tinatawag nating silang HIGH, JUNKIE, BASAG, BANGENGE, BANGAG, NGEKNGEK at iba pa. Anu naman kaya ang Tagalog slang ng marijuana? MARYJANE, CHONGKI, MARYJONES, TIRIRIT, DAMO, GRASS, GRETA, atbp.

Ultimo dito sa Kuwait ay nagawan din natin ng Tagalog slang ang mga ibang lahi, mapa-Egyptian man o Kuwaiti, Pakistani o Indian, ngunit hindi ko na po babanggitin. Kahit tayo mismo sa ating mga sarili, meron din tayong code name sa ating sariling lahi, at ito ang BALUT for Pinoy, sarap naman.

Anu pa man ang slang na gamitin natin, dapat po nating isa-alang alang na hindi tayo dapat makasakit ng ating kapwa. Ang paggamit natin ng mga slang words, pati na rin ang tinatawag na TAGLISH, at ang pagsulat natin ng mga shortcuts para mapaiksi ang ating mga text messages, mapa-cellphone, e-mail or chat, ay nakakaapekto hindi lamang sa ating pakikipag-usap ngunit pati rin sa ating pagsulat. Nakakalimutan natin ang tamang spelling ng isang word, at masasabi ko rin na isa ito sa dahilan kung kayat bumababa ang English skills ng mga Filipino, lalo na sa ating mga nasa abroad. Hanggang sa susunod na kabanata po, maraming salamat sa pagbasa Kabayan!!

Para sa mga interesadong ma-improve ang kanilang English skills, maari po kayong bumisita sa ICSA school. Ito ay matatagpoan sa ika-8 palapag ng Panasonic Tower sa Kuwait City. Maaari din po kayong tumawag sa mga telepono 22467301 at 99302850.



# MAGTAWANAN TAYO

**(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)**

Ni Issa Mohammad Tragua e-mail: jorgetragua@yahoo.com






*WIKIPEDIA: (nagyabang) Sa akin susulat ka lang ng word at hahanapan ko ng meaning.
GOOGLE: Ha! Yan lang ba? Sa akin sulat ka ng word at magpapalabas ako ng maraming sources.
INTERNET: Tumahimik nga kayo, kung wala ako. wala kayung silbi!
COMPUTER: Ha! Ako dapat mag sabi niyan !
ELECTRICITY: Sige lang salita pa kayo makikinig lang ako.
(from BeNoy Romero Vale, facebook.com/groups/tambayansakuwait)*

*Nakaamoy si Ngongo ng pabango sa isang store.
NGONGO: Ale, mango!
SALESLADY: Pabango 'yan, hindi alimango!
NGONGO: Ale, mango!
Nag-agawan si Ngongo at ang saleslady sa pabango. Nahulog ang pabango at nabasag.
NGONGO: Ale, masag!*

*AMO: Inday, naalis mo na ba yung mantsa sa barong Tagalog ko?
INDAY: Yes, sir!
AMO: Good! Anong pinang-alis mo?
INDAY: Gunting po, sir!*

*NANAY: ano itong malaking zero sa test paper mo?
ANAK: di yan zero nay, naubusan lang ng star ang teacher namin kaya binigyan niya ako ng moon.
Moon lang yan nay, promise*

*si Juan gustong magsuicide. Pagdating nya sa itaas ng building..
JUAN: ang taas! (umisip ng matndi)
Bigla siyang nagdasal
Lord, give me a sign.".
Pag-open nya ng eyes, kita niya bilboard:
"NIKE: JUST DO IT"*

*BOY: sir, mag-aaply po sana ako bilang seaman.
CAPTAIN: marunong ka bang lumangoy?
BOY: hindi eh.
CAPTAIN: hindi ka pwde.
BOY: bakit sir, yong piloto po ba dapat marunong ding lumipad?*

*BREAKING NEWS: ALING DIONISIA ANSWERED SHAMCEY'S QUESTION
If you would have to change your religion, would you marry the man you love?
DIONESIA: If i would change my religion? of course yes! i can.
... it's only a religion. if the man that i marry is from religion 2? and
im in religion 8? i can move to religion 2 which is cagayan valley.
abrelata brasil! :-)*

*ANAK: Itay, 'di ba, sabi mo, bibigyan mo 'ko ng P500 kapag pumasa ako sa exams?
ITAY: Oo naman, anak! Gagastos ako para sa 'yo para pumasa ka.
ANAK: Itay, good news po!
ITAY: Bakit, pasado ka?
ANAK: Hindi po. Hindi po kayo gagastos*

*Teacher: Oh, kung sino man ang makakasagot ng tanong ko, pwede ng umuwi.
(Tinapunan ni Juan ng papel si Teacher)
Teacher: SINONG NAGBATO SA'KIN?!!
Juan: Ako po ma'am. Bye po*

*AMO: inday, gamitin mo to chalk para sa pamatay ng pesteng ipis!!
INDAY:opo mam
(ilang sandali nagulat ang amo matapos mabasa ang sinulat ni inday sa dingding)
"epes mamatay na kayong lahat pls...love inday!!!*

*INA : bkit ngayon ka lang ??
anong oras na !!!!
ANAK : bkit ako pa ang tinatanong nyo ??
grabe naman !!!
Mahirap bang tingnan ng kusa ang orasan ..
ang laki laki ng wallclock , hinintay nyo pa talga ako para lang tanungin kung anong oras na !!!
MY GOSH !!!
maka-tulog na nga ! nakaka sira ng mood*



# TAO SAAN KA PATUNGO?

Ni AbdulQadir E. Laja

*Parang kailan ka lang isinilang ng iyong nanay, ilang buwan na ang lumipas wala kang ginawa kundi ang matulog nang matulog. Nang ikaw ay nagising wala kang ibang inisip kundi ang maglaro. Tawanan, takbuhan, kasama ang iyong mga kalaro. Sa isang simpleng bagay ikaw ay masaya na, mapagmasdan lang ang mga puno, bulaklak, at maputing ulap ay masaya ka na. Tila wala kang problema, kung mayron man takbo agad sa nanay at tatay.*

*Ipinasok ka na rin sa grade-school dahil abot mo na ang iyong tenga. Unti unti mong naramdaman na lumalakas ang iyong tuhod at katawan. Tumatalas ang iyong isipan, marunong ka nang sumulat at bumasa. Lumipas ang mga taon ay nakilala mo na rin ang iyong mga kaibigan sa high school. Minsan kayo ay nagkikita ng iyong mga kaibigan sa library, minsan naman sa loob ng sine. Dahil sa pangaral ng iyong magulang nalaman mo rin ang tama at mali. Sa panahong ito dito ka natutung umibig.*

*Mga taon ang lumipas ay nasa college ka na. Iniisip mo ang iyong kinabukasan. Dahil sa iyong tiyaga ay nagkaroon ka ng trabaho, nakabili ka na rin na iyong mga gamit. Nakilala mo siya at ikinasal kayo, at nagkaroon na rin kayo ng mga anak. Itinuro mo na sa iyong mga anak ang itinuro sa iyo noon ng iyong mga magulang. Ipinagpatuloy mo ang iyong paghahanap buhay, at kung saan saan ka nakarating. Lumipas ang mga araw, napapansin mo na ikaw ay naglalakbay sa panahon, ikaw ay nagtatanong kung saan ka patungo. Napapansin mo na ikaw ay parang isang punong kahoy, sa paglipas ng mga taon ay humihina, nahuhulog ang mga dahon.*

*Noong ako ay nagbakasyon sa atin last year, pinasyalan ko ang dating lugar kung saan kami nakatira noon. Tinanong ko kung saan na ang mga dating kapitbahay at kakilala na malakas pa ang pangangatawan noon. Sabi ng isang bata (sabay turo sa may libingan) "nandoon na sila". Sa isip ko ang lahat ay lumilipas. Naalala ko rin ang sinabi ng isang matalinong matanda noon, ang sabi niya " yakapin natin ang katotohanan at mabuting gawain, dahil ang mga ito ay baon natin sa ating paglalakbay, dahil sa paglubog ng araw doon din tayo pupunta".*




*Mga sagot ni Skh. Abdulhadie Gumander na itinala ni Bro. Abdullah Tabing*

# TANONG AT SAGOT

## Tungkol sa Pag-iwas na Magkaroon ng Anak



*Tanong:*

*As-Salam Alaikom, ang katanungan ko po ay tungkol sa pag-iwas na hindi mabuntis, ito po ba ay ipinahihintulot sa Islam?*

*Sagot:*

*Bismillah, wassalatu wassalamu ‹ala rasulillah, wa›ala alihi wasahbihi waba›d.*

*Kapatid na Muslima, kinakailangan natin ang lubos na pagpapaliwanag sa mga kasagutan ng mga katanungan mong ito. Unahin natin ang tungkol sa pangkalahatang ginagamit o kaya ay ginagawang paraan ng mag-asawa sa intension na di mabuntis kamo ang babae.*

*Ang pag-iwas na magkaroon ng anak ay may dalawang klase;*

*Unang klase ay dahil sa pagkatakot na hindi niya kayang buhayin ito, o kaya ay sa hangarin na malimitan niya ang bilang ng kanyang anak katulad ng mga tiga-China, o kaya ay tinatanggihan na niyang magkaroon ng anak. Nang dahil sa mga layuning ito, hindi ipinahihintulot na gumawa ang taong Muslim ng anumang paraan sa intensiong hindi mabuntis ang babae, sapagkat nilikha ng Allah ang lalaki at babae at iniaatas ang pag-asawa upang dumami ang tao. Sinabi ni Propeta (Sumakanya ang Pagpapala at Kapayapaan): «Mag-asawa kayo ng palaanakin at maawain sapagkat hinahangad ko sa inyo na sa pagdating ng huling araw ng dahil sa inyo ay dumami ang nasyon».*

*Ikalawang klase ay kung ang kanyang pag-iwas na magkaroon ng anak ay mayroong mga dahilan, katulad ng kung siya ay mabuntis ay magkakaroon ng sakit o mapapahamak. Sa ganitong sitwasyon ay maaari siyang gumawa ng paraan upang hindi mabuntis sang-ayon sa pananaw ng doktor at kung ang pamamaraang ginagawa ay hindi pinagbawal.*

*Tungkol naman sa condom na sabi mo kapatid na Muslima, na ginagamit ng lalaki, ayon sa mga pantas ito ay hindi maaaring isagawa o gamitin, sapagkat ito ay nakapag-dudulot ng ibat-ibang sakit sa babae, gaya ng pagkatakot, pagkawala ng isip o pagka-baliw, pagkalagas ng buhok, pangungulubot ng balat, pamamaga ng mga kasu-kasuan at iba pang sakit sa kanyang sinapupunan, bukod pa sa ang mag-asawa ay hindi nasisiyahan o nagiginhawahan. Subalit may ipina-pahintulot na pamamaraan para sa mga lalaki, ito ay ang tinatawag na Az›l ayon sa karamihan sa mga pantas. Sinabi ni Jaber (Kalugdan siya ng Allah), isa sa mga kasamahan ni Propeta (Sumakanya ang Pagpapala at Kapayapaan): «kami ay nagpapalabas (Az›l) ng kasalukuyang ang Qu›ran ay ipinapahayag o ibinababa». Ang kahulugan ng Az›l ay pagpapalabas ng sperm sa labas o ang tinatawag na withdrawal kung kinakailangan kasama ang pahintulot o pagsang-ayon ng babae.*

*Sa pills naman na ginagamit ng babae, ay walang kasamaan kung ito ay kinakailangan o kaya ay mayroong mga dahilan, gaya ng nabanggit sa ikalawang klase na pag-iwas na magkaroon ng anak, at kung ang pills din na ginagamit ay hindi pinagbawal at hindi nakakasira sa kalusugan ng isang babae, sapagkat maraming pills na nakapag-dudulot ng kasamaan sa pangangatawan ng babae o kaya naman ay sa kanyang sinapupunan. Kung magka-gayo›y hindi ipina-pahintulot sa kanya ang paggamit ng ganitong uri ng pills, sapagkat ayon sa kahulugan ng sinabi ng Allah: «Huwag ninyong ilagay ang inyong mga sarili sa anumang kapahamakan», at sinabi rin ni Propeta (Sumakanya ang Pagpapala at Kapayapaan): «Hindi nararapat ang masama at nakakasama».*

*Ang Allah lamang ang higit na nakakaalam.*

Para sa nais magtanong, mag-email sa: joselitotabing@gmail.com

# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil, Head of the Women Section, KPCCenter

## Lesson 27

| Ang kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik |
|---|---|---|
| Ang Kapistahan | Al – A'yaad | الأعياد |
| Eidul- fitr | Eidul - Fitr | عيد الفطر |
| Eidul –Adh haa | Eidul – Adh haa | عيد الأضحى |
| Araw ng Arafah | Yawmul - Arafah | يوم عرفة |
| Tatlong araw pagkatapos ng Eidul – Adh haa | Ayyam Tashreeq | أيام التشريق |

| | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| ر Raa | ذ Dhaal | د Daal | خ Khaa | ح Haa | ج Jeem | ث Thaa | ت Taa | ب Baa | أ Alif |
| ف Faa | غ Ghaieen | ع Aieen | ظ Zaa | ط Taa | ض Daad | ص Saad | ش Sheen | س Seen | ز Zaa |
| | ى Yaa | ي Yaa | ه Haa | و Waaw | ن Noon | م Meem | ل Laam | ك Kaaf | ق Qaaf |

*Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng Arabik na LIBRE, tumawag lamang sa ating KPCCenter, 24712574 extention 111 sa mga babae, at extention 102 sa mga lalaki.*



*Ni Ust. Abubaidah Salud Satol*
*Translator/News Editor*
*Ministry of Information*
*Kuwait*

# Mga Tipikal na Prutas ng Mindanao Part 5



*LANZONES. Ito ang tinatawag na langsat, lansa, langseh, langsep, lanzon, lanzone, lansone. Ang Lanzones ay nagmula sa kanlurang bahagi ng bansang Malaysia. Ito ay madalas na makikita sa Mindanao, kung saan ang lanzones ay popular at nagsisilbing kagubatan, lalo na kung ito ay itinatanim sa mga gilid ng mga burol. May takdang panahon ang pamumunga nito, kung saan madalas matatagpuan sa halos lahat ng mga pamilihaan, lalo na sa buwan ng Oktubre.*



*GUAVA o Bayabas. Ito ay bungang-kahoy na lalong kilala sa Ingles na katawagang "Guava." Tinatawag din itong guayabo, o guayavo, guayaba o guyava sa wikang Espanyola. Pinaniniwalaang ang bayabas ay nagmula sa Mexico at Central America, at ito ay kinakain ng mga ibon. Sa Mindanao, ito ay tinatawag na bayabas, kung saan ito ay makikita sa halos buong bahagi ng kapuluan. Maraming paraan na ito ay ginagamit ng mga mamamayan, tulad ng Juice, Palaman o Jelly.*



*SAMPALOK o Tambag. Ito ang Tamarind sa wikang Ingles o "Tamar Hindi" sa wikang Arabiko, na ang kahulugan ay Indian Dates. Sa lahat ng mga bungang-kahoy sa tropika, ito ang higit na ginagawang palamuti o hardin sa paligid ng bahay. Ito ay nagmula sa Africa, lalo na sa bansang Sudan, at sa India. Ang bunga nito ay maasim at may namumuong konting tamis kapag ito ay hinog na. Ginagamit din ang Sampalok na pampalasa sa mga lutuin, lalo na ang lutong sinigang.*

# BASA A MORO



Inisulat ni Ust.Marouf Baraguir Ali

Da'iyah & Social Researcher

Head, Men Section, KPCCenter

So Hadis a ikaduwapulo endo teru (23)

23- nakabpon kani ama ni ma'lik a si ha'rith a wata ni a'sim al-ash-arie a nalilinyan sekanin nu Allah pidtalo nin: pidtalo nu rasulullahi (saw): ( su kadsuti na tenga kanu iman (paritiaya), su Alhamdulillah na pakapenu kanu timbangan, su subhaanallahi walhamdulillah na pakapenu atawka kapenu nin su pageltan nu langit endo su lupa, su sambayang na sigay, su kadsadeqa na tanda (kanu paritiaya nu taw) su kadsabar na liwanag (sigay) su qur-an na para salka atawka kuntra salka,langon nu taw na pengganat sa pebpasan nin su ginawa nin aden anto na makalibre (makalidtas) atawka mabinasa nin su ginawa nin)

Napanudtul ni imam Muslim

su mga guna nando su mga pangagi a nakuwa kanu nan a hadis:

1. Su kaimportanti nu pidtalu a kadsuti na sabad atawka tenga kanu paritiaya nu taw, magidsan I kadsuti (katagak) kanu pidtalo a kasakuto atawka su pidtalo a kalimpiyo kanu lawas (badan).

2. Su kauntol kanu mga (ziker) katadem sa Allah lagid nu Alhamdulillah, subhaanallah walhamdulillah na pakapenu kanu timbangan nu amal (galbek) a mapia sa gay a mauli.

3. Su pidtalu a katindeg kanu sambayang na ped a kapianan nin na sigay nu taw sa dunya akhirat.

4. Su kainggay sa sadeqa na tanda kanu kasla nu paritiaya nu taw sa Allah.

5. Su kaimportanti nu pidtalo a kadsabar sabap sa liwanag siya kanu taw.

6. Su kanggalbek kanu inisugu nu qur –an na makadtabang kanu taw, upama manem ka dili enggalbeken nu taw na makabinasa lun.

7. Entayn I taw a ebpasan nin su ginawa nin siya kanu kanggalbek kanu inisugu nu Allah na entuba su taw a nakalibre nin su ginawa nin, entayn manem I taw a ebpasan nin su ginawa nin siya kanu inisapal nu Allah atawka su malat a galbekan na yanin nabinasa na su ginawa nin



Inisulat ni Ust. Muslimin Palami Bhiruar

Public Relation & Information

KPCCenter, Kuwait

e-mail : aymus8118@yahoo.com.

13. ( RABBANA INNANA SAMI'NA MONADIYAN YUNA-DIY LIL EYMA-N, AN A-MINOW BIRABBIKOM FA A-MANNA,RABBANA FAGFIRLANA ZONOWBANA WA KAFFIR ANNA SAYYI-A-TINA WA TAWAFFANA MAAL ABRA-R, RABBANA WA A-TINA MA WAADTANA ALA ROSOLIKA WA LA TUKHZINA YAWMAL QIYA-MATI INNAKA LA TUKHLIFOL MEY-A-D )

" O Kadnan ami na miyakineg ami so kapbhananawag o siyugongka manasi Mohammad sa niyan ibpananawag na so kaparitiyaya ,sa yaniyan pedtaron na paritiyayayniyo so Kadnan niyo " Allaho Taalah " na miyaritiyaya kamiden ko Kadnan ami , O Kadnan ami na amponangka so manga dusa ami , ago punasangka so miyanggalbek ami a marata , ago amayka imatayangkamingka na saya kamingka ikuyog ko manga tao a mapiya I galbek , O Kadnan ami na ituman nengka so pasadengka r'kami a saya miyaka-okit ko siyugongka , na dikamingka phakagkaya mauma so gay a mauri , sabensabenar a S'ka a Kadnan ami na diman lumiso sa pasad"

14. (RABBANA AKHRIJNA MIN HA-ZIHIL QARYATA AZZA-LIMI AHLOHA , WAJ-AL LANA MIN LADONKA WALIYAN WAJ-AL LANA MIN LADONKA NASEYRAN )

" O Kadnan ami na pakaliyowa kamingka ko giyaba a baryo a manga salimbuten I

i tao niyan , ago ombali kamingka sa kaunutan a mapiya a phagunutan a makaphon r'ka , ago tabangi kamingka sa tabang a makaphon r'ka "




# BISAYA

Ni Sister Sarah Mailyn Rodriguez

## Ang Pinulungang Bisaya

*Kalainan sa "Kun" ug "Kon"*

*DAGHAN ang wala pa masayod unsay kalainan sa 'kun' ug 'kon'. Gani, daghan ang nanagtuo nga kini managsama ra ug komporme lamang sa ayon. Ang uban malagmit nanaglibog unsay sakto niining duha. Apan alang sa mga nasayod, ang panagbaylo-baylo niini usa ka dakong sayop.*

*Sumala sa pagtuon sa mga Bisayista, ang 'kun' maoy tugbang sa conjunction nga 'or' sa Iningles; samtang ang 'kon' maoy tugbang sa 'if'.*

*Pananglitan:*

*Kon ako pay ikaw (If I were you)*

*kapin kun kulang (more or less)*

*kon mouyon ka (If you agree)*

*tukma kun (o) sayop (right or wrong)*

*T. P. (Timan-an Pag-ayo): Ang 'kung' usa ka pulong Tinagalog nga wala pa sagopa sa pormal nga panulat sa Binisaya, bisan tuod nag-eksist na kini sa mga kombersasyon sa katawhan ilabi na sa kabatan-onan. 'Kon' ang ato, impluwensiya lang, lagmit, sa Tagalog ang 'kung'.*

*Sa laing bahin, ang 'o' gigamit ingong variation sa 'kun' sama sa "naglibog sa kalainan o gamit", "moadto ka o dili" ubp.--*

# BISAYANG JOKES

*SAKRISTAN: bendisyon koh pader kay nakasala koh*
*PARI: unsa may imong sala?*
*SAKRISTAN: nangawat koh ug lubi dre*
*PARI: pila kabuok?*
*SAKRISTAN: 3 ka buok*
*PARI: pun- e ug lima kay magbiko tah*
*(from Sheila Ensoy Glova / via facebook / BISDAK)*

*boy 1: bai, kahibaw ka? uyab gud nako ang mama nimo sa una!*
*boy 2: ok*
*boy 1: lagi! nagkauyab gyod mi ana niya ba! haskang lamia!!*
*boy 2: (ninghilom)*
*boy 1: naminaw ka o wala??? ingon ko, uyab mi sa imong mama sa una!!!!*
*boy 2: Lagi!!! papa oy hubog na ka kaayo!!*
*(from Nicholas Cage / via facebook / BISDAK)*

*KANO: why u came late?!*
*PEDRO: juan tabangi ko ug eninglish ba, ingna nag duha-duha ko og lakaw kay ang adlaw hapon na*
*JUAN: he walk two by two becoz da sun is JAPANESE..*
*(from Jean Rose Mingueta / via facebook / BISDAK)*

*PEDRO: (nagtext) Juan, last piso na nako ni. Papasa ug P2.00 may importante lang ko itext*
*JUAN: (pasa 2)*
*PEDRO: tnx, dawat na!*
*JUAN: oplok! ayaw na reply! sayang*
*PEDRO: K..*
*(from BeNoy Romero Vale / via facebook / BISDAK)*

*INAHAN: Wa kay puangod! Way batasan! Gikan karon, ayaw nako ilhang inahan kay dili na pod ta ka tawgong anak! Layas!*
*ANAK: Sige Nang, ari na ko….*
*(from Dodz Vale / via facebook / BISDAK)*

*MAMA: daghana og lung-ag, apila ang iring ug iro..*
*ANAK: OK, Ma.*
*(pagkataud-taud)*
*MAMA: dyos ko! nganong duna'y iring sa nilung-ag?*
*ANAK: hoy Ma, apil gani unta ang iro, di jud masud..*
*(from Yedz Botona / via facebook / BISDAK)*

*sa Museum*
*JUAN: mao ba ni ang inyong gitawag og ART?*
*kama-ot! bati-a ba ani! painting ba ni?*
*TOUR GUIDE: dili Sir, samin na, SAMIN!!!*
*(from Bernard Faustin Vale / via facebook / BISDAK)*

*HUWES: Tino-od ba ni Shirly nga gilugos ka ni Dido sa library?*
*SHIRLY: Tinood na your honor.*
*HUWES: Kadaghang tawo sa library wala gyud ka mosinggit!*
*SHIRLY: Wala your honor kay naa may sign nga "Silence Please"!!*
*(from Junjie Bernalte Funchica / via facebook / BISDAK)*






- Pagtuturo ng wikang arabik.
- Mga panayam tungkol sa mga okasyong pang-islam, mga kapistahan at okasyong pambansa.
- Mga programa sa pakikipagtulungan ng Philippine Embassy sa Kuwait.
- Seminar para sa mga magpapakasal.
- Mga seminar tungkol sa mga tradisyon at kaugaliang kuwaiti.
- Mga Kompetisyong Pangkultura.
- Mga Pamamasyal at Paglilibang.
- Mga Programang Pampalakasan.
- Monthly Magazine ng Center (PAG-USAPAN PO NATIN !).

**Kami po ay malugod na nag-aanyayasa inyong pagbisita sa ating sentro.**








المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
**Kuwait Philippine Cultural Center**





# Ang Ovipositor ng Wood-Boring Wasp




● Inilalagay ng babaing wood-boring wasp (isang uri ng putakti) ang mga itlog nito sa loob ng mga pine tree. Ito ang naging inspirasyon ng mga siyentipiko para makagawa ng mas ligtas at epektibong mga surgical probe.

**Pag-isipan ito:** Binubutas ng putakting ito ang pine tree gamit ang isang ovipositor —isang tubo na tulad-karayom at may dalawang balbula na parehong may mga ngiping nakapalabas. Ang mga ngipin ng isang balbula ay kumakagat sa kahoy, habang umaabante naman nang bahagya ang isa pang balbula. Pagkatapos, ang mga ngipin naman nito ang kakagat sa kahoy para makaabante nang bahagya ang naunang balbula. Magsasalitan ang dalawang balbula sa paggawa nito hanggang sa makabutas nang mga 20 milimetro sa ubod ng kahoy nang walang kahirap-hirap at hindi man lang nababaluktot o nababali.

Ginaya ng mga siyentipiko ang ovipositor ng putakting ito at nakagawa sila ng isang prototype ng neurosurgical probe. Ang silicon needle nito ay may dalawang balbulang nagsasalitan at may napakaliliit na ngipin. Nakakapasok ito sa utak nang walang gaanong pinsala. Pero may iba pa itong magagawa. "Di-tulad ng mga surgical probe sa ngayon, ang instrumentong ito ay malambot kaya makakapasok ito sa pinakaligtas na ruta, at maiiwasan ang delikadong mga parte, ang isang halimbawa ay kapag nag-oopera sa utak," ang sabi ng magasing *New Scientist*. Hindi na rin kailangan ng napakaraming hiwa para sa mga bahagi ng katawan na mahirap pasukin.

**Ano sa palagay mo?** Nagkataon lang ba ang ovipositor ng babaing wood-boring wasp? O may nagdisenyo nito?

Wasp: David R. Lance, USDA APHIS PPQ, Bugwood.org; diagram: J. F. V. Vincent and M. J. King, (1996). The mechanism of drilling by wood wasp ovipositors. Biomimetics, 3: 187-201

Mula sa Gumising! magazine ng Watchtower Bible and Tract Society, Philippines